# الأُصُولُ الثَّلَاثَةُ وَ أَدِلَّتُهَا

## لِشَيْخِ الإِسْلَامِ مُحَمَّدِ بْنِ عَبْدِالوَهَّاب (رَحِمَهُ اللهُ)

# ANG TATLONG USOOL AT ANG MGA KATIBAYAN NITO

Ni Shaykhul-Islam Muhammad bin 'Abdul-Wahhaab
(kaawaan siya ni Allah)

*Ipinaliwanag ni*

Sheikh Abdul Muhsin Al-Qasim حفظه الله
Imam at Khateeb ng Masjid An-Nabawi

*Sa kanyang aklat na*

*Tayseerul Wusool Ila Sharhi Thalaathatil Usool*

*Isinalin sa Wikang Filipino ni*

Abu Muwahhid Lut Gilman

# MODULE 5



**Ikatlo, ang sinomang sumunod sa Sugo at binukod-tangi si Allah sa pagsamba ay hindi ipinahihintulot sa kanya ang pakikipag muwaalaat (pakikipagkaibigan, pagkampi/pagkiling pakiki-alyansa) sa sinomang sumasalungat kay Allah at sa Kanyang Sugo, kahit pa ito ay pinakamalapit na kamag-anak. At ang katibayan ay ang Kanyang sinabi**

**"Ikaw ay hindi makatatagpo ng mga taong sumasampalataya kay Allah at naniniwala sa Huling Araw, na nagmamahal sa mga sumasalungat kay Allah at sa Kanyang Sugo, sila man ay kanilang mga ama, o kanilang mga anak, o kanilang mga kapatid, o kanilang mga kamag-anak.**

Ang **ikatlo**ng paksa na nais ipaunawa ng may-akda sa mambabasa ay tungkol sa *al-Walaa'u wal-Baraa'*. Obligado sa bawat isa ang pagkatuto nito, maunawaan ng tama, paniwalaan, panindigan at isabuhay. **Ang sinomang sumunod sa Sugo** sa kanyang iniutos at ipinaiwas **at binukod-tangi si Allah sa pagsamba** na para niyang sinasabing "Ikaw na nagbubukod-tangi kay Allah sa pagsamba at nag-aangkin ng pagsunod sa Sugo, isabuhay mo ang dakilang paksa na ito" na **hindi ipinahihihintulot sa kanya ang pakikipag muwaalaat** o pagmamahal **sa sinomang sumasalungat** o lumalaban **kay Allah at sa Kanyang Sugo,** bagkus ay obligado sa kanyang kamuhian sila at mawalan ng ugnayan sa kanila. **Kahit pa ito**ng mga taong lumalaban kay Allah at sa Kanyang sugo **ay pinakamalapit na kamag-anak**, kahit pa siya ay iyong magulang, anak, o kapatid. Si Allah ang pumutol sa ugnayan at pagmamahalan ng mananampalataya at hindi mananampalataya dahil ang tunay na ugnayan ay ang ugnayan ng pananampalataya at hindi ng pamilya. Kaya't ang isang *muslim* kahit pa napakalayo ng kanyang tirahan, siya ay kapatid mo alang-alang kay Allah at ang *kaafir* (hindi mananampalataya) kahit pa kapatid mo sa dugo, siya ay kalaban mo sa pananampalataya.

**At ang katibayan** na hindi pinahihintulot na magmahal sa mga taong lumalaban kay Allah at sa Kanyang Sugo **ay ang Kanyang sinabi**, **"Ikaw ay hindi makatatagpo** O Muhammad **ng mga taong sumasamplataya kay Allah** ng totoo/tapat **at naniniwala sa Huling Araw** na pinaghandaan ni Allah ng gantimpala at kaparusahan **na nagmamahal,** nakikipagkaibigan, kumakampi, kumikiling, o nakikipag-alyansa **sa mga sumasalungat kay Allah at sa Kanyang Sugo** sa pamamagitan ng pagtakwil/pagtanggi sa pananampalataya at paglabag sa kanilang utos. Dahil hindi maaaring magsama ang pagmamahal kay Allah sa Kanyang Sugo at pagmamahal sa mga taong sumasalungat sa kanila. Hindi magiging mananampalataya kay Allah at sa Huling araw ang isang alipin hanggang sa isabuhay na niya ang ipinag-uutos ng kanyang pananampalataya, kalakip nito ang mahalin ang sinomang nagpapatupad ng pananampalataya at sa kanila makipag*muwaalaat* pagkatapos ay kamuhian ang nagtatakwil nito at ituring siyang kaaway. **Sila man ay kanilang mga ama** o mga magulang na pinagmulan, **o kanilang mga anak** na kanilang isinilang at pinalaki, **o kanilang mga kapatid** sa dugo **, o kanilang mga kamag-anak,** kalahi o katribo.

**Isinulat ni Allah ang totoong pananampalataya sa kanilang mga puso at pinatatag at tinulungan sila (sa pamamagitan) ng lakas (mga katibayan, liwanag at tunay na patnubay) mula sa Kanya. Sila ay papapasukin niya sa mga hardin (ng Paraiso) na sa ilalaim nito ay may mga ilog na dumadaloy upang manirahan dito magpakailanman. Si Allah ay lubos na nalulugod sa kanila at sila rin ay nasisiyahan sa Kanya. Sila ang pangkat ni Allah, hindi ba't tunay na ang pangkat ni Allah ang matagumpay?"**

**Isinulat ni Allah ang totoong pananampalataya,** na pinatatag Niya sa kanila ang ganap na pananampalataya na walang halong pagdududa o pag-aalinlangan **sa kanilang mga puso**, sa kanilang nagpatotoo sa pagmamahal at



pagkamuhi alang-alang kay Allah **at pinatibay/pinatatag sila ng lakas mula sa Kanya.** Napalalakas ang paninindigan ng bawat muslim sa pamamagitan ng Kanyang mga rebelasyon, pangangalaga Niya bilang Panginoon at ipinagkakaloob Niya sa kanila ang kasiyahan. Pinagaganda Niya ang pananampalataya para sa kanila at kaya't ang tulong Niya na ito ay tinawag na *ruh* (literal na nangangahulugan ay "kaluluwa") dahil nagkakaroon ng buhay ang kanilang kalagayan bilang mananampalataya. **Sila ay papapasukin niya sa mga hardin (ng Paraiso),** sa tahanang doon mananatili ang mg—wala pang mata ang nakakakita nito, wala pang tainga ang nakaririnig at walang puso ng tao ang nakaramdam at nakaabot, **na sa ilalim nito ay may mga ilog na dumadaloy** bilang karagdagan sa kanilang kasiyahan at kaginhawaan **upang manirahan dito magpakailanman,** tuloy-tuloy na kasarapan at kasiyahan na walang tigil. Karagdagan pang gantimpala na**si Allah ay lubos na nalulugod sa kanila** kaya't igagawad Niya sa kanila ang Kanyang kaluguran **at sila rin ay nasisiyahan at nalulugod sa Kanya,** nagpapasalamat at nagmamahal sila sa Kanyang pagbibiyaya at pagbibigay kahigitan sa kanila. Dahil nang mamuhi sa kanila ang kanilang mga kamag-anak at ka-tribo ay papalitan ito ni Allah ng Kanyang kaluguran para sa kanila at sila rin mismo ay masisiyahan sa mga gantimpala mula kay Allah, mga gantimpalang hindi masisira, hindi mawawala at hindi maiaalis sa kanila. **Sila ang pangkat ni Allah,** mga alipin ni Allah na nagtatangan ng karangalan mula sa Kanya, Kanyang mga kakampi at pinakamalalapit sa Kanya. Sila ang mga tagasuporta ni Allah sa Kanyang kalupaan, **hindi ba't tunay na ang pangkat ni Allah ang matagumpay?** Sila ang totoong nagtatamo ng kasiyahan at kapanatagan sa mundong ito at sa susunod na buhay.

Sinoman ang tumupad sa*al-Baraa'ah*ay ipinabatid sa atin ni Allah ang kanyang matatamo,

1. Kaganapan ng Eeman sa kanyang puso at katatagan niya dito **"Isinulat ni Allah ang totoong pananampalataya sa kanilang mga puso"**
2. Pagbibigay tulong sa kanya ni Allah sa pamamagitan ng liwanag at gabay **"pinatatag sila ng lakas"** at pinangalanan pa niya ito bilang *ruh* dahil ito ang daan upang matamo ang mabuting buhay. Ang dalawang ito ay gantimpala dito sa *dunya.*
3. Pagpasok sa Paraiso **"Sila ay papapasukin niya sa mga hardin (ng Paraiso) na sa ilalaim nito ay may mga ilog na dumadaloy upang manirahan dito magpakailanman"**
4. Lugod sa kanila ng kanilang Panginoon/Lugod ng kanilang Panginoon para sa kanila (kaluwalhatian sa Kanya) "**Si Allah ay lubos na nalulugod sa kanila"** at ito ay kabilang sa mga karagdagang kapanatagan at katiwasayan.
5. Kaluguran din ng mga alipin sa kanilang Panginoon nang sila ay papasukin sa Paraiso at nang kanilang maranasan ang karangalan at kasarapan dito **"at sila rin ay nasisiyahan sa Kanya"**
6. Pagbibigay karangalan ni Allah sa kanila sa pagapili/paghirang sa kanila bilang mga natatangi Niyang alipin at pangkat na matagumpay **"Sila ang pangkat ni Allah, hindi ba't tunay na ang pangkat ni Allah ang matagumpay?"**

Sinabi ni Imam 'AbdurRahmaan bin Naasir as-Sa'di (kaawaan siya ni Allah) sa kanyang aklat na *Tafseerul Kareemir-Rahmaan,***"At siya namang nag-aangkin na siya ay nananampalataya kay Allah at naniniwala sa Huling Araw at kasama nito ay mapagmahal siya sa mga kalaban ni Allah at nagmamahal sa sinomang tumalikod sa pananampalataya, ang kanyang pananampalataya ay pag-aangkin lamang at hindi makatotohanan. Dahil kinakailangan na sa bawat bagay**



**(na inaangkin) ay mayroong katibayan (mula sa mga gawain) na nagpapatotoo dito. Kaya't ang (simpleng) pag-aangkin ay hindi nagbibigay ng anumang pakinabang o pagpapatotoo sa nag-aangkin nito."**

Ang *al-Walaa'u wal-Baraa'* ay dakilang sandigan ng pananampalatayang Islam, sinabi ni Shaykhul-Islam Muhammad bin 'Abdul-Wahhab (kaawaan siya ni Allah) **"Hindi magiging tuwid ang Islam ng isang tao kahit pa binukod-tangi na niya si Allah at iniwan na niya ang Shirk maliban na kalabanin din niya ang mga *mushrikeen* at ipakita sa kanila ang pagkalaban at pagkagalit."** Ito ang tunay na kahulugan ng *tawheed*. Ito ang Islam na siyang (1) pagsuko kay Allah sa bisa ng Kanyang kaisahan, (2) pagtalima sa pamamagitan ng pagsunod at (3) kawalan ng kinalaman sa Shirk at sa mga gumagawa nito, sabi ni Shaykhul-Islam ibnu Taymiyyah (kaawaan siya ni Allah) **"Ang "*baraa'ah*" (kawalan ng ugnayan) ay kabaligtaran ng "*wilaayah*" (pagiging malapit), ang ugat ng *baraa'ah* ay pagkamuhi at ang ugat ng *wilaayah* ay pagmamahal. Sa kadahilanan na ang kaganapan ng *tawheed* ay ang hindi siya magmahal liban na alang-alang kay Allah, at alang-alang kay Allah ay mahalin niya ang minamahal ni Allah. Magkagayon ay hindi siya nagmamahal liban na para kay Allah at hindi siya namumuhi liban na para kay Allah."**

Ang muslim ay nagmamahal sa minamahal ni Allah at nakikipaglaban sa kalaban ni Allah, kinamumuhian ni Allah ang *kaafir,* Kanyang sinabi

إِنَّهُ لَا يُحِبُّ الْكَافِرِينَ

***"Tunay na hindi Niya minamahal ang mga kaafireen (hindi nananampalataya)" (Surah Ar-Rum 30:45)***

at ang *kaafir* ay kalaban ni Allah at ng mga mananampalataya, sinabi Niya (kaluwalhatian sa Kanya)

يَا أَيُّهَا الَّذِينَ آمَنُوا لَا تَتَّخِذُوا عَدُوِّي وَعَدُوَّكُمْ أَوْلِيَاءَ تُلْقُونَ إِلَيْهِم بِالْمَوَدَّةِ

***"O kayong mga nananampalataya! Huwag ninyong ituring ang Aking mga kaaway at inyong mga kaaway bilang mga kaibigan, at nagpapakita kayo ng inyong pagkagiliw/pagmamahal sa kanila" (Surah Al-Mumtahanah 60:1)***

Ang al-Walaa' wal-Baraa' ay kakumpletuhan ng pagmamahal kay Allah, sinabi ni Shaykhul Islam ibnu Taymiyyah (kaawaan siya ni Allah) ***"Kabilang sa kakumpletuhan ng pagmamahal kay Allah at sa Kanyang Sugo ay ang pagkamuhi sa sinomang kumakalaban kay Allah at sa Kanyang Sugo, at Jihad sa Kanyang landas"***

Kapag lumalakas ang pananampalataya sa puso ng isang alipin ay mas lumalakas ang pagkampi sa mga mananampalataya at kawalan ng koneksyon sa mga hindi nananampalataya, sinabi ni Shaykhul Islam (kaawaan siya ni Allah) ***"Kapag ang paniniwala, pagkilala at pagmamahal kay Allah at sa Kanyang Sugo ay lumalakas sa puso (ng isang mananampalataya), inoobliga nito ang pagkamuhi sa mga kalaban ni Allah".*** *Kapag binalewala ng isang alipin ang usapin ng al-Walaa' wal-Baraa' ay nagiging karapatdapat sa kanya ang parusa, Kanyang sinabi*

لَّا يَتَّخِذِ الْمُؤْمِنُونَ الْكَافِرِينَ أَوْلِيَاءَ مِن دُونِ الْمُؤْمِنِينَ ۖ وَمَن يَفْعَلْ ذَٰلِكَ فَلَيْسَ مِنَ اللَّهِ فِي شَيْءٍ

***"Hindi ituturing ng mga mananampalataya ang mga hindi nananampalataya bilang Awliyaa' (bilang kaibigan o minamahal) kaysa sa (kapwa) mananampalataya, sinoman ang gumawa ng gayon ay hindi kailanman tutulungan ni Allah sa anumang paraan..." (Surah Ali 'Imran 3:28)***

Sabi ni Shaykhul Islam (kaawaan siya ni Allah) ***"Ang pagmamahal ay kabilang sa mga gawain ng puso, tunay na ang pananampalataya kay Allah ay nangangahulugan ng pangagnilangan pagmamahal sa Kanya at pagmamahal sa***



***Kanyang Sugo. Ito ang tumututol/humahadlang/kumukontra sa pagmamahal sa sinomang sumasalungat kay Allah at sa Kanyang Sugo. Anumang nagpapawala ng pananampalataya ay nangangahulugan ng kaparusahan dahil sa kawalan ng pananampalataya."***

Ang pag-iwas sa mga *mushrikeen* sa pamamagitan ng katawan ay hindi sapat para matawag na ito ay *al-Baraa'* (kawalan ng ugnayan sa kanila), bagkus ay kasama dapat nito ang pagkamuhi sa pamamagitan ng puso.

Kung ang mga *kaafir* ay obligadong kamuhian, gayundin ang mga *faasiq* (mga sumusuway mula sa mga muslim) ay kamumuhian ayon sa kanilang paglabag, at pagbibigyan din sila ng *muwaalaat* ayon sa kanilang Eemaan. Sabi ni Shaykhul Islam ibnu Taymiyyah (kaawaan siya ni Allah) ***"Ang obligado ay ang pakikipagmuwaalaat sa mga kakampi ni Allah mula sa mga muttaqeen (may takot kay Allah at masunurin sa Kanya) sa lahat ng paraan, pagkamuhi sa mga kuffaar at munaafiqeen sa lahat ng paraan, at ang faasiq ay pagkalooban ng muwaalaat ayon sa kanyang Eemaan at pagkalooban ng pagkamuhi at paglaban ayon sa kanyang paglabag."***

Obligado sa mananampalataya ang paglaban at pagkamuhi sa sinomang kumakalaban kay Allah at sa Kanyang Sugo, subalit hindi ito dapat maging balakid upang hindi siya mapayuhan at maanyayahan tungo sa katotohanan. Ang Mu'min ay nagmamahal sa mga kakampi ni Allah at nakikipagtulungan sa kanila sa anumang kabutihan. Siya ay namumuhi sa mga kalaban ni Allah, nagagalit sa kanilang paglabag at kinakalaban ang mali nilang paniniwala. Sinomang makipaglaban sa mga kinamumuhian ni Allah ay papalitan ito ng Allah ng higit na pagmamahal mula sa ibang nilalang. Nang nagdeklara si Ibrahim (suma kanya nawa ang kapayapaan) ng kawalan ng ugnayan mula sa kanyang ama at sa kanyang nasyon dahil sa kanilang *Kufr* (kawalan ng pananampalataya), ang kanyang mga mata ay ginawang panatag ni Allah sa pamamagitan ng paggawad sa kanya ng anak niyang si Ismaa'eel at pagkatapos ay si Ishaaq. Matapos ito ay wala ni isa man sa mga propetang dumating liban na ito ay nagmula sa kanyang lahi, Kanyang sinabi

فَلَمَّا اعْتَزَلَهُمْ وَمَا يَعْبُدُونَ مِن دُونِ اللَّهِ وَهَبْنَا لَهُ إِسْحَاقَ وَيَعْقُوبَ ۖ وَكُلًّا جَعَلْنَا نَبِيًّا

***"Kaya't nang siya ay lumayo sa kanila at sa kanilang mga sinasamba maliban pa kay Allah, ay Aming ipinagkaloob sa kanya si Ishaaq at Ya'qoob, at ang bawat isa sa kanila ay Aming hinirang na propeta" (Surah Maryam 19:49)***

---

**MATAPOS ANG MODULE NA ITO, DAPAT AY MAKAKAYA NG MAG-AARAL NA IPALIWANAG ANG MGA USAPIN GAYA NG MGA SUMUSUNOD:**

1. Ano ang kahulugan ng Al-Walaa' wal-Baraa'?
2. Ibigay ang mga gantimapalang matatamo ng isang taong nagmahal at namuhi alang-alang kay Allah.



3. Dahilan ba ang pagkamuhi sa mga kuffaar upang hindi na sila anyayahan tungo sa Islam?